# AUIT AT SALITA

nang buhay na dinanas ni

# SANTA REGINA

## VIRGEN Y MARTIR

SINIPI SA DIARIO

NANG ICAPITO NANG BUAN NANG SEPTIEMBRE

nang Taong 1858.



MANILA

IMPRENTA DEL COLEGIO DE STO. TOMÁS

1902

# AUIT AT SALITA

nang buhay na dinaanan ni

# SANTA REGINA

## VIRGEN Y MARTIR

SINIPI SA DIARIO

NANG ICAPITO NANG BUAN NANG SEPTIEMBRE

nang Taong 1858.



MANILA

IMPRENTA DEL COLEGIO DE STO. TOMÁS

1902



# PUNO NANG SALITA

O di matingcalang Dios na iisa
tunay namang tatlo sa pagca Persona
acong alipin mo,i, hulugui nang gracia
nang hindi malisiya sa ipagbabadya.
At sa iyo naman Virgeng sacdal palad
Ina nang sumacop sa sala nang lahat
tulungan mo ngayong bibig co,i, mabigcas
at nang di malihis sa ipahahayag.
Caya sa iyo pong manga caauaan
lubos ang pag-asa,t, doon nananangan
nang aquing masabi, dinaanang buhay
ni Santa Regina sa mundong ibabao.
Sisimulan co na yaring pagsusulit
manga camahalang nagsisipaquinyig
cun aco,i, mayrcong sabing malilihis
cayo na ang siyang bahalang magtouid.
Nang unang panahon sa lupang Alisa
caratig at sacop nang Reino nang Francia,
may tumubo roong isang mag-asaua
na hindi cristiano silang parapara.
Di cumiquilala sa totoong Dios
at ang sinasamba,i, si Mahomang lubos
yaon nga ay lalang nang lilong demonios
doon nahihinguil ang canilang loob.

Ay sa calaunang pagsasama nila
na lubhang mahusay nagbuntis pagdaca
yaong guiniguilio na sintang asaua
toua nang lalaqui sabihin pa baga.
Di co pag-aanhin dumating ang arao
sa sintang asaua nang capanganacan
sa anomang hirap ay hindi nagdamdam
lumabas ang bata na ualang ligamgam.
Sa dalauang ito tumubo,t, sumupling
mariquit na sangol na caaliu-aliu
ang nacacauangis ay talang maningning
sa diquit nang muc-ha,i, ualang macahambing.
Na baga ma,t, mahal sa loob nang Ciudad
ang magulang niya,t, sagana sa pilac
itong bagong sangol na bugtong na anac
ibig sa canila,i, maparis matulad.
Laquing capalaran sangól na maganda
cahit di binyagan ang Ama at Ina
talaga nang Dios ang naguing sisiua
ay isang babaying mahal na cristiana.
Di nga natatanto sa loob nang bahay
ang babaying yaon ay Cristianang tunay
manang isang arao ay ang naisipan
na ang batang sangol caniyang binyagan.
Isang hating gabing oras na tahimic
dito sa sisiuang bagay na naisip
itong batang sangol ay busan nang tubig
nang maguing binyaga,t, maguing taga Langit.
Caguiat nang cumuha nang tubig pagdaca,t,
agad bininyagan sangol na maganda
at ang itinauag ang ngalang Regina
talaga nang Dios at Virgen María.

Itong batang sangol habang lumalaqui
maṭoua ang loob nitong nag-iiui
ang hinging dalangin sa arao at gabi
ang Dios na Poon siyang magcandili.
Habang lumalaqui batang si Regina
ay pinagmamasdan nang bunying sisiua
malaqui ang lugod sa alila niya
malubay ang quilos muc-ha ay masaya.
Ang dito sa bata na sucat pagtac-han
ualang munting irog sa manga magulang
sumandaling oras sisiua,i, maualay
malaquing totoong dalang calumbayan.
Cun siya,i, candungin nang Ama at Ina
di pa nag iinit agad lulunsad na
at cundi bitiuan iiyac pagdaca
malaqui ang hapis nang sa muc-hang dala.
Habang lumalaqui itong batang munti
caiba at bucod ang anyo nang budhi
na sa capoua bata iba ang ugali
sa lumbay ang muc-ha,i, doon lumalagui.
Hangang lumalaon nagbabago naman
ang ganda nang muc-ha ay nadaragdagan
at ang calinisan dalang calooban
ang nananatili,t, mahinhin ang asal.
Ang sisiua niyang irog ay malabis
dito cay Regina,t, malaquing pag-ibig
sa arao at gabi ay isinusulit
yaong pagquilala sa Dios sa Langit.
At sa oras oras ang manga pag-aral
sa sisiua niya ang napapaquingan
ang cay Jesucristong hirap na dinaanan
at damay na saquit nang Virgeng marangal.

Lalong nagtitibay loob ni Regina
nang sa isang Dios pagsampalataya
sa puso at dibdib laguing alaala
ang capangyarihan nang tatlong Persona.

At cun hating gabing oras na tahimic
marahang babangon sa hihigang banig
dalaua,i, luluhod sa Virgeng mariquit
at mananalangin nang taos sa dibdib.

Sisiua,t, ang bata,i, ilag sa magulang
maca mamalayang sila,i, binyagan
caya,t, cun bumangon at mangagdarasal
pinapatay muna ang canilang ilao.

Sumapit sa taon na labing dalaua
ang panahong edad nitong si Regina
malaqui ang alab nang sa pusong dala
pag-ibig sa Dios at sa Virgeng Ina.

Manang isang gabi na bumangong tambing
ang sa dating gauang sila,i, manalangin
pagpatay nang ilao ay agad nagdilim
lumuhod pagdaca,t, sa Dios dumaing.

Niyong hating gabi nagcataon naman
nagbangon ang Ama sa tinutulugan
tuloy naglacad sa loob nang bahay
sumilip sa pinto ni Reginang mahal.

Doo,i, may naquitang bucod na liuanag
parang arao mandin ang pamamanaag
sa loob nang Ama na masamang palad
aniya,i, cay Majoma doon nagbubuhat.

Malaqui ang ibig sa anac cong bunso
caya,t, naquiquita ang gancong anyo
bait ni Regina ay pinagbubuco
cay Majomang Dios dapat na sumuyo.

Nang pagca umaga,i, tinauag pagcouan
itong si Regina na batang timtiman
sa gabing naquita ay ipinagsaysay
diquit nang liuanag sa silid namasdan.
Aniya,i, Regina ang sa iyo,i, dapat
cay Majomang Dios ay magpasalamat
silid mo cagabi sacdal nang liuanag
ang manga dioses ang siyang may gauad.
Ang anac na bunso doo,i, di umimic
masama ang loob masucal ang dibdib
pahayag nang Ama siya,i, pinipilit
nang gauang pagsamba sa manga Dioses.
Hindi cumiquibo umalis at nanao
iniuan at sucat ang Amang cararal
pumasoc sa silid tuloy isinacdal
sa sisiua niyang lubhang minamahal.
Aniya,t, Cristiana tantong di magaling
acala ni Ama at sabi sa aquin
silid tang tahanan sumilip na tambing
naquita,i, liuanag na ualang cahambing.
Niyong hating gabing tayo,i, naluluhod
at nananalangin sa mag-Amang Dios
naquita rao niya liuanag na puspos
cay Majoma galing na paquitang lubos.
Sagot nang sisiua ó Reginang mahal
cailan mang arao at tayo,i, magdasal
Dios na totoo ang linuluhuran
at siya ang tunay na tinatauagan.
Houag maniuala ang puso mo,t, loob
na tayo,i, sasamba sa maraming Dios
Dios nang Ama mo,i, tantong matatapos
palibhasa,i, lalang nang manga demonios.

Tibayan ang loob at ang pagquilala
sa iisang Dios at tatlong Persona
ito ay ang tunay na lumalang baga
nang Langit at lupang ating naquiquita.

Datapua,t, hindi natin namamasdan
ang trono nang Dios sa Langit na bayan
ualang macabagay nang diquit at quináng
na dito sa mundo,i, hindi natitingnan.

Ang iyong asahang itanim sa loob
binyagan cang tunay at cay Cristong sacop
yaon ang nag-hirap na anac nang Dios
sa sala nang tauo,i, namatay sa Cruz.

Di mo natatanto sa mata mo,i, hayag
ualang salang tauo,i, pinapatay agad
binibiguian niyong sarisaring hirap
yaon ang Cristianong sa Dios alagad.

Caloloua nila ay dapat asahan
tantong manonood sa Dios na mahal
puring ualang licat ualang catapusan
sa habang panaho,i, lcualhating tunay.

Ang cahangahanga na toua,t, ligaya
sa ha ap nang Dios pauang maquiquita
loualhating ualang catapusa,t, hanga
at guinhauang lahat na ualang capara.

Sa maringig yaon ni Reginang bantog
lalong nagtitibay ang puso at loob
nang sintang malaqui,t, pag-ibig sa Dics
at sa camunduha,i, di malalamuyot.

Caya cay Reginang gauang cabanalan
manga panalangin at pag-aayunar
ang pagcicilisio,t, hampas sa catauang
ang siyang palaguing guinagaua lamang.

Sa ganda nang asal tantong nabalita
cababaang loob bucod sa capua
malubay na siya, naguhit sa muc-ha
sino mang tumingin pilit mamamangha.
Ang balitang ito,i, lubos na nacalat
asal ni Reginang ualang macatulad
at ang cagandahan na sacdal nang dilag
pauang nangagulo ang tauo sa Ciudad.
Sa bahay nang Ama ay doon ang tungo
nangagsisipanhic Conde,t, Caballero
ang manga Príncipe at mahal na tauo
camay ni Regina ang nasang matamo.
Ualang ibang bagay doon ang pagpanhic
cundi ang matanao cay Reginang diquit
ang nasang maquita,t, ibig na masilip
ang balitang gandang pang-alio sa hapis.
Isa sa canila na lubos nang yaman
nangusap sa Ama nang ganitong bagay
aco ay tanto mo,t, sa Borgoñang bayan
punong nag-uutos quilala mong tunay.
Cun tatangapin mo nang pusong matamis
ang lahat cong yaman handog na malabis
ganda nang anac mong tumimo sa dibdib
ang siyang umacay dito nang pagpanhic.
Cun baga,t, loob mo at minamaganda
na panginoonin sa bayang Borgoña
ang minamahal mong anac na Regina
ipahintu'ot mong cami mag-asaua.
Ang sagot nang Ama,i, ualang pagcasira
pahayag sa aquin na magandan nasa
icao ay gumayac at asahang pacsa
nang ucol at bagay dapat mong ihanda.

Pagca uica nito,i, agad napaalam
omoui pagdaca sa Borgoñang bayan
caguiat nagpahanda boong casangcapan
na sucat gamitin cun siya,i, icasal.

Condeng nagpaalam nang macaalis na
tinauag nang Ama yaong si Regina
ano,i, nang dumating sa harap nang Ama
ito ang pahayag at ipinag badya.

Aniya,i, Regina na piling anac co
iquiling ang tainga ngayo,i, paquingan mo
ang bagay dahilang pagtauag sa iyo
ayong sa umalis ditong Caballero.

Ang sadya at layon ay icao ang pita
adhica nang loob maguing asaua ca
sa gayong pahyag tinangap co siya
pilit magcacamay ay cayong dalaua.

Caguia,t, napamangha si Reginang mahal
naualan nang loob at naguiclahanan
ang uica ay Ama, iyo pong paquingan
ang casagutan co sa iyong tinuran.

Ama ay malayo sa puso,t, gunita
mag-asaua acong iyong binabanta
pagtingin sa iyo,i, di pa nagsasaua
iuaualay mo na ang anac mong aba.

At ang tinitica nang puso co,t, loob
hangang buhay cayo nang Ina cong irog
pagsisilbihan co hangang sa matapos
yaring abang buhay na calunos-lunos.

Di baga tanto mo,t, cu'ang pa nang isip
wala pa sa taong dapat mong ialis
ang bucod sa rito,i, malayo sa dibdib
ang banta sa aquing adhica mo,t, nais.

Malayong di palac sa puso,t, panimdim
ang manga uica mong pumucao sa aquin
mag-utos nang iba,t, hindi sosouain
nang abang anac mong iyong guiniguilio.
Nguni,t, bucod lamang itong mag-asaua
malayo sa loob at hindi panata
cahima,t, maalis ang tangang hininga
di co dudumihan ang puri cong sadya.
Ama ay nagbadya,t, ang ipinangusap
nang sabing mabagsic at lubhang marahas
¿di yata Reginang tampalasang anac
sa aquing sinabi di ca papayag?
Dili mangyayari anomang marating
at pilit na icao,i, susunod sa aquin
cahima,t, ang Langit at lupa,i, mabiling
ang nauica co na,i, di co sisirain.
Pagdaca,i, tumangis itong si Regina
at agad lumuhod sa harap nang Ama
ang uinica,i, Ama ngayo,i, quitlin mo na
yaring aquing buhay nang matiuasay ca.
Lalo nang nag-alab ang sa Amang galit
biniguian nang sicad agad pinatindig
aniya ay hayo,t, sa mata co,i, malis
tampalasang anac sa Ama,i, malupit.
Abang si Regina,i, nagtindig pagcouan
nagtuloy sa silid na dating tahanan
sinundan pa roon nang Amang sucaban
na pinaghahampas at saca iniuan.
Yaong nga ang mula nang cacamtang hirap
nitong si Reginang babaying mapalad
na macacaramay ang casamang liyag
na bunying sisiuang may iui,t, may ingat.

Mula nang magalit Amang tampalasan
ang pinto nang silid na tinatahanan
agad iniutos na pinasusian
at ang pagcain pa sila,i, tinasahan.
Ang pagcain lamang dito sa dalaua
isang vasong tubig sa hapo,t, umaga
saca ang tinapay naman ay iisa
at yao,i, hindi na madaragdagan pa.
Tatlong taong dusa doo,i, tinitiis
na di nagdaramdam nang gutom at saquit
palibhasa,i, tauong manga taga Langit
dili nangangamba anomang masapit.
Nang dumating nanga taong labing lima
edad na sinapit nitong si Regina
ay siyang pagdating nang taga Borgoña
yaong pauang handa doo,i, dinala.
Tinauag nang Ama si Reginang anac
pagdating sa harap tinanong na agad
ay ano aniya hindi ca tutupad
nang aquing sinabi at ipinahayag.
Dumating na ngayon ang taga Borgoña
ang tica at nasa sa iyo,i, mag-asaua
loob mo ay ipilit ngayong magpasiya
sumunod sa aquing hatol na maganda.
Ang sagot sa Ama,i, dina mababago
ang sa anac mo pong uinica sa iyo
aco ay mayroong tunay na esposo
na dapat cong sundin uala man sa mundo
Pagca uica nito ay lalong nagdoop
ang galit nang Ama sa puso at loob
agad nang tinampal at saca naghimutoc
abang si Regina,i, nagcangsusubasob

At dito nag-uica ngayon din aniya
umalis sa harap nang hindi maquita
loob mo,i, ihanda,t, bucas nang umaga
icao ay dadalhin sa magpaparusa.

Yaon na at nanao itong si Regina
hangang lumalacad siya,i, minumura
pagdating sa silid ay nasoc na siya
na bumabalisbis ang luha sa mata.

Siya,i, sinalubong nang sisiuang ibig
ang luha sa mata ay tumataguistis
agad nang nagyacap ang dalauang ibig
ang lumbay na taglay ualang macaparis.

Cay Reginang Ama sa boong magdamag
ang guinaua niya ang manga pagsulat
inilaman doon ay laban sa anac
ayon sa pagsuay sa masamang hangad.

Doon cay Olibrong puno,t, Gobernador
labis na di palac ang ipinagsumbong
ang isa cong anac tantong nagbubuhong
na sa cay Majoma ay ayao na ngayon.

Ang linuluhuran Dios nang Cristiano
malaqui ang lupit na naquiquita co
cun caya ngayon din haharap sa iyo
gauin ang parusang balang loobing mo.

Habang sumusulat malupit na Ama
ating ipagbalic doon cay Regina
sa tahanang silid siya,t, ang sisiua
magdamag guinaua salitaan nila.

Ang sisiua niya,i, hindi nagtatahan
sa boong magdamag nang manga pag-aral
doon cay Regina,t, ang pagpapatibay
nang sinta sa Dios at Virgeng marangal.

Manga pacumbaba at pananalangin
nang dalauang ito ay guinauang tambing
sa Dios na Ama at sa Inang Virgen
ay hindi naglicat nang idinaing-daing.
Niyong maumagang maguising ang Ama
tinauag na agad abang si Regina
aniya,i, madaling diya,i, lumabas ca
darating sa iyo ang sadyang parusa.
Dito na nagyacap ang mag-caibigan
manga mata nila ay luha-luhaan
ang lumbay na dala,i, di sa catacutan
cundi ang dahila,i, sa paghihiualay.
Sa Lunying sisiua na manga pahayag
aniya,i, Regina loob mo,i, gumayac
nalalapit ca na sa pinto nang palad
at maquiquita mo ang bunga nang hirap.
Loob mo,i, tibayan at pacatitiis
sa iyong daratning cahirapa,t, saquit
mata nang loob mo,i, itingin sa Langit
at doon naroon sa iyo,i, bibihis.
Houag cang mangamba,t, nariyan din aco
na di malalao,t, susunod sa iyo
caya pacatibay ang puso,t, loob mo
sa unos nang hirap ngayong cacamtan mo.
Yumacap na muli itong si Regina
sa irog na dati,t, nag-iuing sisiua
hinging pinipilit patauarin siya
sa lahat nang hirap pinasa,t, dinala.
Irog cong sisiua anong igaganti
sa manga aruga,t, iyong pag-iiui
sa pagtatanquilic at pagcacandili
at damay sa aquing hirap na nangyari.

Paalam na acó irog cong sisiua,
paalam sa iyo,t, ito na ang hanga
lapit ang muc-ha mo,t, hahagcan co muna
at ito ang uacas ating pagquiquita.
Anong igaganti sa pagal mo,t, puyat
at sa inutot cong matamis mong gatas
lapit ang dibdib mo at muling mag-yacap
ito,i, catapusan ating paghaharap.
Mahiguit sa Ina ang tingin sa iyo
sa pagpapala mong naligtas sa buyo
baga man at hirap ang sasapitin co
masaya ang loob ayon sa acay mo.
Ngayon ang sa iyo,i, aquing tagubilin
na houag mo sanang sa puso,i, limutin
sa lahat nang oras aco,i, idalangin
sa Dios na Poon at sa Inang Vírgen.
Sa gayong bilin mo sagot nang sisiua
ay houag ca bunso na mag-alaala
at palagui nangang idaraing quita
sa Dios na Poon at Virgeng María.
Caya guiniguilio na irog co,t, bunso
bunga,t, paraluman nang dibdib at puso
bago mo macamtan ang hirap siphayo
sa aquing candungan sandaling lumicmo.
At aco,i, yapusin nang lalong mahigpit
nang lalong masarap at lalong matamis
tanda nang malaquing tunay mong pag-ibig
sa haharapin mo na Dios sa Langit.
Si Regina naman tantong dalidali
sa sisiuang candong caguia,t, lumugami
at saca nangusap ganito ang hingi
aliuin ang loob ngayong sumandali.

Dito ay ang tulo nang labis na luha
sa nag-iuing mata catulad ay baha
balang isang patac cay Reginang muc-ha
talim na matimo ang cahalimbaua.

Ang dalauang muc-ha dito ay nagdoop
calangcap ang alab nang sinta sa loob
at sa manga mata ang luha,i, umagos
at ualang nangusap parang nacatulog.

Ano,i, sa matinding pasang calumbayan
at mahapding saquít ay nangaghimatay
nguni at nang sila ay mahimasmasan
ang dalauang bibig halos di mabucsan.

Dito nangagcamay nang casindacsindac
naghalicang muli,t, mahigpit na yacap
ang luha sa mata,i, baha ang catulad
saca naghiualay dalauang sing liyag.

Paglabas sa silid nitong si Regina
malumbay ang loob muc-ha ay masaya
pagdating sa harap nang caniyang Ama
agad sinootan masamang túnica.

Tuloy inilacad doon cay Olibrio
punong Gobernador tampalasa,t, lilo
na sacdal nang lupit sa manga cristiano
sucaban at tacsil masaquim na tauo.

Itong si Regina na lipos nang hirap
nang ihahatid na,t, sa pinto,i, lumabas
tapat nang bintana,i, muc-ha,i, itinaas
ang sisiua niya,i, siyang linilingap.

Nagtama nang mata ang dalauang ibig
ang luha ay agos na tumataguistis
at sa sumandaling oras nang pagtitig
parang nag-uusap ang dalauang dibdib.

Tuloy ang paglacad nitong si Regina
na lilingon-lingon doon sa sisiua
ang sisiua nama,i, ang caniyang mata
ay inihahatid hangang naquiquita.
Niyong malayo nang sa mata,i, papanao
sa sisiua bagang di na matatanao
sa malaquing aua siya,i, napasigao
na ang pagcauica ¡ay! ¡Regina ay!
Umulit na muling siya ay nangusap
nang sabing malumbay voces ay malacas
aniya,i, Regina na sinta co,t, liyag
di mo na nilingon aco at nilingap.
O Reginang bunso na sinta at ibig
ang sisiua yata,i, linimot mong tiquis
di co dinadamdam sa mata,i, maalis
cun harap nang tunay sa Dios sa Langit.
Umulit pang muli nang lalo at lubha
nang lalong malacas pasigao na uica
¡ay! aquing Regina, uliran ca naua
nang magpapatanyag cunang halimbaua.
Nang narito ngayon sa baya,t, Ciudad
na nagsisisamba cay Majomang sucab
sa Dios na ngani sila,i, mahicayat
cun maquita nila cacamtan mong hirap.
Dumating ang abang babaying mabait
doon cay Olibrio na lubhang malupit
loob ni Regina,i, di man nahahapis
sa di natatantong darating na saquit.
Nang sa Gobernador magmulang maquita
ang ganda nang muc-ha nitong si Regina
nauaualan nang diua, lood ala ala
pagdaca,i, ang puso,i, tinablan nang sinta.

Saca ang uinica,i, Reginang mariquit
mabait mong Ama,i, malaqui ang galit
na dili umano,i, ayao cang masilip
nang dahil sa iyong paglimot sa dioses.
Di mo baga tanto,t, si Majomang Dios
sa manga Cristiano,i, malaqui ang poot
caya magdalitang baguhin ang loob
at sumambang pillt sa manga ídolos.
Cundi ang pahirap na hangang mamatay
siyang matatamo,t, iyong macacamtan
sa manga mata mo ay nangagdaraan
ang ating paglipol sa manga binyagan.
O cun dili caya,i, cun iyong tangapin
ang tapat cong sinta sa iyong loning-ning
di co ipapayag anomang marating
na icao,i, maghirap cun aco,i, ibiguin.
Maniualang lubos sa aquing pahayag
cun paayunan mo ang sinta cong gauad
ang ganda mo,t, diquit siyang nagpaalab
nang aquing pagsinta sa buti mo,t, dilag.
Cun maguing palad cong maguing esposa ca
at iyong tangapin ang hayin cong sinta
punong quiquilanlin sapagca,t, asaua
nitong nag-uutos sa boong Borgoña.
Sayahan ang loob hapis mo ay paui
alisin sa puso tanang salac-hati
caya magbago na matigas mong budhi
mangyaring payagan ang sa iyo,i, hingi.
Aquing sinasacsi,t, pangacong matibay
ang lahat cong bagsic at capangyarihan
na inaluluhog ang sa pusong laman
anomang masapit ay itatangcacal.

Magdalita ngayon ang iyong luningning
bucsan ang bibig mo at aco,i, sagutin
ang bunga nang sintang bucal sa panimdim
sa pananariua,i, houag patuyoin.

Mulang maquita co muc-ha mong marilag
di na maapula ang sintang nag-alab
yamang sa loob co nangaling nagbuhat
tangapin nang iyong masanghayang sicat.

Sagot na Regina nang sabing matamis
sucat icacalag nang sintang mahigpit
at natanto mo na sa puso,t, dibdib
nang daling pagtubo nang aquing pag-ibig.

Itong si Regina,i, habang naquiquinig
niyong cay Olibriong ipinagsusulit
ang pinagbubulay sa caniyang isip
yaong cahirapan ni Jesús at saquit.

Gayon ma,i, sumagot nang uicang mababa
itong si Regina,t, mata,i, lumuluha
bunying Gobernador sa sabi mo,t, uica
houag cang umasang magcacamit pala.

Cahima,t, mamatay manao ang hininga
at humiualay man yaring caloloua
di co masusunod ang lahat mong ola
at may Dios aco na quiniquilala.

Cun ang sinta namang sabi mo sa aquin
di co matatangap anomang marating
gauin ang loob mo na balang ibiguin
yamang ang Amo co ang siyang may hiling.

Sa hingi mong ucol sa pag-aasaua
malayong di palac sa gunitang dala
marami sa Ciudad sacdal nang gaganda
sucat cang maibig mahal man at mura.

Acong tumatangui ay houag asahan
sa pita mo,t, hiling na maquipagcamay
dili nag-iimbot nang caguinhauahan
narito sa lupa ay may catapusan.

Ang aquing Esposo ay lalo sa lahat
nang capangyarihan sa sangmaliuanag
siya nga ang tunay na Haring marilag
at ang cayamanan ay hindi lilipas.

Ang dito sa lupang manga cayamanan
ay hindi sarili at lubos na hiram
iningat na buhay ay gayondin naman
na paua ang lahat ay may catapusan.

Yaong sa esposong cahariang diquit
pinamamahayan nang tanang Angeles
ang ganap na touang hindi maiisip
sino man sa mundong matalinong bait.

Siya ang may ari nang lahat nang yaman
siya ang sa tauong tunay na nagbibigay
laganap sa mundo ang capangyarihan
at sa caniya buhat ang lahat nang bagay.

Sa boo cong pusa lubos na totoo
ang aquing pag-ibig sa sintang Esposo
matibay cong sumpa,t, naipangaco co
ang aquing pagsinta,i, hindi magbabago.

Caya pauiin na sa aquin ang nasa
ibaling sa iba ang hangad mo,t, banta
cun sa panimdim co sa mundo ay uala
sa tigas nang puso ay macasisira.

Cun baga,t, ibig mong baguhin ang loob
talicuran mo na si Majomang Dios
manga gauang iya,i, lalang nang demonios
tauo sa infierno ay linalamuyot.

Caya ang loob mo,i, baguhin cung ibig
piliting mabucsan ang mata nang isip
muc-ha,i, itingala,t. tanauin ang Langit
at pagbulain mo Dios na mariquit.
Ang dito sa mundo na pita at layao
manga cabagsican at capangyarihan
anoman ang lubos labis cayamanan
Dios na mataas ang naca-aalam.
Ang lahat nang diquit at dangal sa muudo
parang bulang tubig at lipad nang asó
sa magcabisalá sa hapis ang tungo
na pagsisihan ma,i, di na mababago.
Itong balintunang quinauiuilihan
gaano mang laqui ay may catapusan
ang ganda at diquit manga carangalan
pagdating nang oras napapauing tunay.
Ang cumiquilala sa tunay na Dios
ay tantong malinis ang isip at loob
sa manga sacuna,i, hindi natatacot
at sa manga tucso,i, di malalamuyot.
Ang sa cay Olibriong sagot cay Regina
sa lahat mong sagot na sa aqui,i, badya
ang puso co,t, loob ualang nasang iba
cun hindi ang icao ay maguing asaua.
Sucat na Olibrio cay Reginang sagot
anomang marating di malalamuyot
matigas sa bato ang puso co,t, loob
nang pagquilala co sa totoong Dios.
Pumucao sa budhi nasoc sa panimdim
di na mababago anomang uicain
sa aquing panata,i, houag hicayatin
pag ibig sa Dios di na magmamalio.

Pahayag pagdaca na ualang totoo
cun sa aquin loob ay macababago
liban na sa Dios, pagcaquilala co
na ualang halaga ang buhay sa mundo.
Sagot ni Olibrio na ipinahayag
sa manga sabi co,i, cundi ca papayag
pauang cacamtan mo sarisaring hirap
hangang di matapos buhay mo,i, mautas.
Tinanong pang muli nang uicang malambot
di yata Regina,i, di malalamuyot,
cay Regina namang matigas na sagot
ualang pagbabago yaring aquing loob.
Dito na napoot yaong Gobernador
aniya,i, Regina tampalasa,t, buhong
buhay mong iningat matatapos ngayon
cundi ang loob mo sa aqui,i, umayon.
Yaong cay Olibriong hinayang na dala
nang cabataan nga nitong si Regina
at saca sa dilag nang muc-ha at ganda
di ibig palag-yan nang anomang dusa.
Aniya Regina,i, loob mo,i, baguhin
malaquing aua co,t, sa iyo,i, pagtingin
di ca natatacot sa aquing gagauin
na iparurusang iyong mararating.
Maghinahong ca na sa mabuting sabi
ang puso mo,t, loob ay magdili-dili
houag mong payagang hirap ay mangyari
sa iyong cataua,t, nang di ca magsisi.
Sagot ni Regina,i, baquit di pa gauin
ang lahat nang iyong pahirap sa aquin
ang bata cong loob hindi magmamalio
sa anomang dusa,t, saquit na darating.

Sa di rin pumayag itong si Regina
anomang patacot ni Olibrio baga
palibhasa,i, tunay tapat ang panata
ay hindi nagbago manga sagot niya.

Itong si Olibrio pagdaca,i, napoot
at agad nag-alab ang galit nang loob
caguiat na tumauag nang manga soldados
abang si Regina ay ipinagapos.

Ang manga soldados na nag uasang-uasang
na ualang iningat munting pacundangan
cumuha nang lubid tuloy tinalian
camay ni Reginang catulad ay cristal.

Si Regina namang timtima,t, mabait
muc-ha ay masaya,t, hindi umiimic
tumingala lamang ang ma'a sa Langit
hinging hinihiling dagdagan nang sáquit.

Uica sa soldado,i, isilid sa caban
ang babaying iyang lilo,t, tampalasan
isarang mahigpit bagsicang susian
at saca isabit sa cadenang bacal.

Nang maisilid na itong si Regina
yaon namang cabán biglang isinará
saca isinabit doon sa cadena
di hamac ang hirap at quinamtang dusa.

Ang siniglang caban ay gagalao-galao
ang cahalimbaua,i, pa'ang nagduduyan
magcabila,i, pader ang tinatamaan
cay Reginang hirap sabihin pa naman.

Na sa oras-oras ay ualang tahimic
pag-galao nang caban na sadyang pasaquit
ang sa cay Reginang manga tinitiis
ay inihahandog sa Dios sa Langit.

Baga ma,t, ang hirap ay ualang capara
nang nagdaralitang abang si Regina
ay di nagbabago ang pagsampalataya
sa Dios na Poon at sa Vírgeng Ina.

Abang si Reginang sadyang namuhunan
titiis nang hirap ang boong catauan
isang halimbauang cucunang ulirán
nang cumiquilala sa Dios na tunay.

Cun tapat ang sinta,t, pag-ibig sa Dios
ay tantong mahusay malinis ang loob
sa masamang bagay di malalamuyot
sapagca,t, ang poso,i, sa magaling ayos.

Pagbulay-bulayin dinadalang hirap
nang abang babaying susundan nang palad
maguing di Cristiano doo,i, nahahabag
caban cun umunpog sa pader nang lacas.

Anong masasapit nitong na sa caban
bucod pa sa init doon dinaramdam
ang hampas nang ulo at boong catauan
maghapo,t, magdamag dí hinuhumpayan.

Ating ipagbalic sa lupit nang Ama
iniuan sa bahay nitong si Regina
pagdaca,i, pumanhic Conde sa Borgoña
tangcang tutuparin salitaan nila.

Ang taga Borgoña pagdaca,i, nangusap
ganito ang sabi at manga pahayag
ang manga handa co na bilin mong lahat
narito,t, dala co sa iyo,i, pagtupad.

Ang manga alajas pulos na diamante
sarisaring bató esmeralda,t, rubé
at ang manga tela diquit di masabi
ayong sa carictan nang anac mong casi.

Nariyan din nama,t, dito,i, aquing dala
ang sadya nang diquit na isang carrosa
talagang sasacyan nang maguiguing novia
cun siya,i, sumama,t, moui sa Borgoña.

Ang sagot nang Ama,i, bunying Caballero
ang anac cong tacsil ay uala na rito
pinarurusahan niyong si Olibrio
nang hindi pagpayag pacasal sa iyo.

Na di omano rao ay hindi panata
sa cangino pa man siya,i, mag-asaua
at lalong malaqui ang quinamtang sala
yaong pagtalicod ley ni Majoma.

Sa taga Borgoña na samá nang loob
salitaang yari hindi masusunod
pagdaca,i, siniglan nang malaquing poot
ang ibig sa bahay doon pa,i, mamooc.

Hindi nacaquibo,t, cusang natiguilan
at naghunos dili dalang calooban
sa nangyaring yaon ang nauica lamang
saan man naroon aquing paroronan.

Pagdaca i, nag-utos sa criadong isa
doon cay Olibriong puno sa Alisa
na cun pahintulot Conde sa Borgoña
ang talaga,t, nasa ay maquipagquita.

Sa madaling sabi nang dumating doon
yaong inutusan cay Olibriong pusong
ay ang sagot naman agad na magtuloy
sa estrado niya,i, hinihintay ngayon.

Madaling pumasoc Conde sa Borgoña
at sa cay Olibrio ay naquipagquita
matapos ang galang tumanong pagdaca
aniya,i, nasaan yaong si Regina.

Cun baga mangyari ngayon ay matingnan
ang pinaghabol cong cay Reginang dangal
ang yari sa Amang aming salitaan
ay natatalagang sa aquin icasal.

Manga cagayaca,i, na hahandang lahat
ang tanang diamante,t, sari saring hiyas
manga isusuot damit na maquisap
at isang carrosa na lubos nang dilag.

Mangyaring iharap dito,i, tatanungin
cun siya,i, may gustong pacasal sa aquin
at cun ayao naman di co pipilitin
ang usap sa Ama na dapat sundin.

Itong si Olibrio ay sumagot naman
ang caharap niya palibhasa,i, mahal
tayo ay manaog at ating paunan
manga hirap niya,i, iyong mamamasdan.

Dito na nagtindig dalaua,i, nanaog
nag-uusap sila sa nangyaring lubos
Conde sa Borgoña matoua ang loob
at ang maquiquita ang casi at irog.

Nang sila,i, dumating sa quinalalaguian
abang si Regina,i, na sa cahirapan
inabot pa nila indayog nang caban
sa bató ang lacas natinatamaan.

Dito ay tumanong Conde sa Borgoña
may ilan nang arao hirap na dinala
ang abang babaying biniguian nang dusa
sa aquing acala iyan ay patay na.

Itong si Olibrio,i, sumagot pagcouan
mula nang masilid ay may isang buan
nang dahil sa lupit manga catigasan
nang loob at sagot sa manga magulang.

Conde sa Borgoña malaqui ang lunos
na halos ang dibdib niya ay pumutoc
sa naquita niya na lacas nang umpog
sa pader nang caban na catacot-tacot.
Dito iniutos mangyaring calagan
alisin sa sabit nabibiting caban
pagdaca,i, ngayon din agad ninyong bucsan
nang ating maquita cun buhay ó patay.
Sa manga soldados agad ibinaba
mabigat na bacal taling tanicala
binucsan na rito ang babaying aba
baga man may saquit masaya ang muc-ha.
Tanang nanonood nangagtacang tambing
muc-ha ni Regina ay lalong maningning
halus ang catulad diquit nang bituin
nang siya,i, mahango sa caba,i, alisin.
Sa maquita ito Conde sa Borgoña
nagulo ang loob puso,t, ala-ala
na parang nabago sa caniyang mata
ang ganda,i, lumalo sa diquit nang una.
Dito ay hiniling mangyarig ipanhic
itong si Regina ualang quibo,t, imic
ang loob nang conde ang tua,i, malabis
na halos mabiac ang caniyang dibdib.
Nang ito,i, mapanhic ilocloc sa silla
ang ganda nang muc-ha,i, ualang macapara
ang naiba lamang masamang túnica
na ipinasuot nang tacsil na amá.
Conde sa Borgoña dito ay naghandog
nang sinimpang sintang natanim sa loob
aniya,i, Regina ang iyong alindog
sa puso,i, ang siyang inaalinsunod.

Ang bantog mong diquit sa una pang mula
na sa bahay mo pa nasoc sa gonita
ang puso co,t, loob laqui ang dalita
ang dahás nang sinta sa pagtubong cusa.
Dini sa dibdib co nagsanga,t, nagsupling
malacas ang tubong hindi na mapiguil
mariquit mong mata,i, idilig sa aquin
ang handog cong sinta papanariuain.
Sa ipinangaco nang mahal mong amá
salitaan namin lubos at maganda
ang dangal mo,t, diquit timtimang Regina
cacamay sa aquin at mag-aasaua.
Na sa catunayan nang aquing pagtupad
at sa salitaan lubos ang pag-ganap
ang boong Condado sa iyo,i, gumayac
matanda at bata hahalic sa yapac.
Nang manga paa mo na inaasahan
ang lupang Borgoña,i, iyong tutungtungan
sa iyo,i, handog co boong cayamanan
cun matapus dito at tayo,i, macasal.
At ang catouaa,i, cun dumating doon
manga handa nilang sa ati,i, salubong
sa aquing acala, ay ualang caucol
yaong camahalan na darating ngayon.
Sari-saring bato,t, quinang nang diamante
at ang manga hias esmeralda,t, rubé
mariquit na tela na hain cong dati
handog sa dangal mo na sinta co,t, casi.
Sa boong Borgoña,i, Condesa cang tunay
pilit quiquilanlin nang nasasacupan
doon ay sundin balang calooban
matanda at bata icao,i, igagalang.

At ang pagmamahal sa puso,i, malabis
palibhasa,i, icao esposa ngang ibig
nitong caharap mo ngayong nagsusulit
caya paayunan ang sinta sa dibdib..
Sayahan ang locb ang hapis ay paui
alisin sa puso manga salac-hati
pangaco co itong buhay ma,i, mapaui
hahanguin quita sa dusa,t, pighati.
Ang boo mong loob sucat na umasa
na di itutulot sa manga pangamba
sacsi co ang Langit at espadang dala
na di mo cacamtan ang anomang dusa.
Magdalita ca nga Regina cong irog
saguti,t, biguian mong toua yaring loob
sinimpan cong sintang sa puso ay nuhos
inaasahan cang tatangap na lubos.
Uica ni Regina ó mahal na conde
ang sagot sa iyong lahat na sinabi,
sa sariling loob hindi mangyayari
at aco,i, mayroong ibang quinacasi.
Esposo sa mundong ualang macatulad
sa ganda at diquit ay lalo ang dilag,
cayamanan niya,i, hindi mahahamac
at capangyarihan na lalo sa lahat.
Yaon nga ang tunay na aquing esposo
bucod ang ugali sa hari sa mundo,
ang dito sa lupang sumunod na tauo
ay yaong ang tapat vasallong totoo.
Esposong mabait loob ay malinis,
ang Imperio niya ay na sasa Langit
ang hari sa mundo di macacaparis
nang pagpapasunod sa vasallong ibig.

Malaquing totoo ang nasasacupan
at gayon din naman ang capangyarihan,
siya ang may hauac boong cayamanan
at sa lahat naman siyang nagbibigay.
Esposong mariquit malinis ang loob
sa Langit at lupa siya ay sinusunod,
pinanginginigan nang manga demonios
di ibig maquita sa laqui nang tacot.
Ang sa catunayan at sabing totoo
nang matanto ngayon ang sintang esposo,
ay uala ngang iba cun hindi si Cristo
na Anac nang Dios sumacup sa tao.
Ang uica nang Conde na taga Borgoña
sucat na aniya timtimang Regina,
cun sa bagay ngayon iningat cong sinta
di mo tinatangap at di alintana.
Isinusuyo rin sa puso,i, taimtim
ang handog cong sinta,i, mangyaring tangapin
ang manga loob mo ngayo,i, mag umanhin
sariua cong puso,i, huag mong lantahin.
Na cun magcagayo,i, iniibig co pa
sa oras ding ito,i, manao ang hininga
muha ca nang puñal ang buhay co,i, cuha
anhin pa ang puri cun ualang halaga.
¡Di yata Regina,i, di mo biguiang alio
ang sintang tumimo sa puso,t, panimdim!
ang sucat mo lamang na pacaisipin
manga cahihiyang aquing mararating.
Nagugulo ang tauong lahat sa Borgoña
matanda at bata mahal man at mura
taimtim sa puso ang touang dinala
ayon sa darating canilang Condesa.

Saca ito ngayon ang cahihinatnan
dí mo tatangapin ang sinta cong alay
di cun aco,i, mcui sa Borgoñang bayan
silang lahat doo,i, magcacauicaan.
At aling muc-ha co ang ihaharap pa
sa nangaghihintay doon sa Borgoña
anong uiuicain nang tauong lahat na
cun aco,i, dumating at di ca casama.
Yamang cun gayon din ang mapagsasapit
aco,i, malulugmoc sa cutiang malabis
mabuti pa namang buhay co,i, mapatid
nang di co na camtan ang pula,t, paglait.
Cundi mangyayari ang dapat sa aquin
ngayon ang hininga,t, sucat nang alisin
saca ang bangcay co naman ay malibing
sapagca,t, uala nang touang aantain.
Caya cahabagan timtimang Regina
lingapin nang aua ang aban pagsinta
sagutin mo aco at mapupugto na
yaring maicli co na tangang hininga.
Uala na Regina,t, ito,i, catapusan
ito na ang hanga nang hauac cong buhay
ang hulíng sagot mo,i, aquing hinihintay
cun toua at saya ó cun camatayan.
Caguiat na sumagot itong si Regina
sagot cong aayao uala cundi isa
at hindi na naman na magbabago pa
sucdang sa malagot ang aquing hininga,
Ang bucod sa rito,i, ualang sapilitan
ang pag-aasaua cahit sino pa man
lalo,t, cun malayo ay sa gunamgunam
ay maguiguing palit halos nga ang buhay.

Caya magpangayan iyo nang ialis
sa puso mo,t, loob ang sinta,t, pag-ibig
ang aquing pagtangui tapat at di lihis
cun sa catigasan ang bató ay daig.
Dito naghimatay Conde sa Borgoña
tuloy na nahulog sa uupang silla
itong si Olibrio,i, tumacbo pagdaca
binuhat ang Conde sa candungan niya.
Nagulo ang tanang doroong caharap
biglang pagcamatay nang Condeng marilag
at nang linalaguian nang remediong dapat
itong si Olibrio,i, nangusap na caguiat.
Aniya,i, soldados madaling gapusin
ang babaying iyang tampalasa,t, tacsil
at doon sa silid ay inyong culungin
tanod sa caniya,i, houag aalisin.
Sabihin ang gulo ni Olibriong hunghang
niyong pagcamatay nang Condeng marangal
ipinahanda na ang pagbuburulan
na dapat sa gayong isang tauong mahal.
Sa oras ding yao,i, gumaua nang suiat
at ipadadala sa Borgoñang Ciudad
niyong pagcamatay nang Condeng marilag
na cun ano baga ang gagauing dapat.
Ang ataul niya,i, ipinahahanda
hangang di dumating sulat na balita
sagot sa Borgoña ang antay na pacsa
sa mahal ay dapat na gagauing paua.
Sa matapos yaong sulat ni Olibrio
at maipadala sa isang guinoo
pagdaca,i, tinauag ang manga soldado
si Regina,i, dagling cuni,t, dalhin dito.

Itong si Regina ano,i, nang dumating
doon sa harapan nang lilo at tacsil
sa pag aasaua,i, hinihicayat din
loob na matigas ibig palambutin.
Sa laquing lamuyo,t, lalong tumitibay
puso ni Reginang lubos na timtiman
siya ay sumagot nang sabing malubay
aniya,i, Olibrio,i, lubos ca ngang hunghang.
Ang asa mo yata,i, ang tauo sa mundo
at sa lahat namang nasasacupan mo
ang capangyarihan tiuala sa iyo
ay panginoonin nitong causap mo.
Aco ang babaying siyang magtatangol
nang puri nang Dios aquing Panginoon
at ang gaua ninyong capusunga,t, buhong
maguing sa hayop ma,i, di dapat i-ucol.
Sapagca at ualang sucat na antain
cun sa caloloua ay macagagaling
cundi cun matapos ang pacasasamin
at ihulog doon sa lungang malalim.
Nang maglimang oras nag-uling nabuhay
Conde sa Borgoñang naburol ang bangcay
sa pagbangon niya ay naguiclahanan
ang lahat nang tauo sa Palacio Real.
Conde sa Borgoña ay nagtingin-tingin
nang mahimasmasa,i, lumacad na tambing
hanap din nang loob ang sinta at guilio
na di matahimic ang puso at panimdim.
Na sa isang salas doon nasumpungan
yaong si Olibrio,i, siyang caagapay
Conde sa Borgoña ay umupo naman
iningat ding sinta ang ini-aalay.

Aniya Olibrio ¿di yata nga baga
tangtong mahahalay ang hain cong sinta
sa tigas nang loob nitong si Regina
di co macacamtan sa pag-aasaua?

Inulit na muling sinta,i, inilagda
na halos pumatac sa mata ang luha
lubhang malinamnam na sabi at uica
at malaquing suyo,t, pagpapacumbaba.

Ito ang uacas na,t, siyang cahanganan
pahayag sa iyo Reginang timtiman
yaring aquing tanong sa gutin pagcouan
sinimpan cong sinta ay cun mahahalay.

Ang sa cay Reginang uicang isinagot
di na mababago ang simpan nang loob,
cundi ang Dios co ang siyang mag-utos
sa aqui,t, magsabi caya malamuyot.

Uinica cong una na lubhang matibay
daig ang diamante cun sa cagandahan
ualang pagbabago magpacailan man
cahima,t, mapugto ang hiningang tangan.

Cun gayon ang uica nitong Condeng sucab
yamang sa sinta co,i, di ca nahahabag
itong si Regina,i, tinampal na caguiat
saca sinica'a,i, nagcangbabaligtad.

Conde,t, si Olibrio,i, capua nagtulong
nang tampal at sicad cagagauang buhong
umagos ang dugo sa bibig at ilong
nitong si Reginang sa Dios na campon.

Ualang macabagay tiniiis na dagoc
sa boong catauan nitong nasusubsob
galit nang dalaua at malaquing poot
dinaig ang bangis vivorang hayop.

Itong si Regina,i, hindi hinumpayan
nang sicad at suntoc sa pagcalungayngay
yaong abang muc-ha,i, hindi na minasdan
cun ualang hininga ó patay na tunay.

Sa maquita nilang muc-ha ay may dugo
at sa pagcalagay dina cumiquibo
loob nang dalaua,i, diman mabalinó
na quinahahabagan itong siniphayo.

Galit ni Olibrio pagdaca,i, tumauag
nang manga soldadong doroong caharap
aniya,i, madali na gapusin agad
ang babaying iyang tampalasa,t, sucab.

Idapa sa cahoy at inyong talian
ang liig at paa sampuong manga camay
cataua,i, sugatan at paghampasanan
hangang di lumitao ang boto sa lamán.

Catauang mariquit cristal ang cauangqui
doon nga sa cahoy agad itinali
abang si Regina sa hirap lumagui
at saca hinampas nang di caugali.

Pahirap na hampas ay catacot-tacot
niyong malulupit na lilo,t, balaquiot
at di na naaua munti man sa loob
dito cay Regina na calunos-lunos.

Matapos ang hampas na hindi mabilang
na pauang nagputoc ang lahat nang latay
nuha nang patalim ang guinaua naman
ibabao,t, saca babataquing minsan.

Ang muc-ha niyang halos nagniningning
inuquit na pilit nang manga patalim
ang ganda at diquit napaui,t, nagdilim
ayon sa guinaoa niyong manga tacsil.

Ang boog cataua,i, nalipus nang sugat
caya nga,t, ang dugo sa lupa,i, nagdanac
parang agos mandin ang nacacatulad
abang si Regina sa dugo,i, napalas.

Sa laqui nang hirap nitong si Regina
cusang nagculimlim ang diquit at ganda
caya nga,t, ang muc-ha,i, di na maquilala
nan tauong doroon na nacaquiquita.

Baga man at judios bata at matanda
nanonood doon cay Reginang aba
sa dinalang saquit malaqui ang aua
manga mata nila pauang may luha.

At gayon din naman Conde sa Borgoña
malaqui ang habag nang sa pusong dala
dangang di mangyari ang ibig na sana
dumamay sa hirap niyong si Regina.

Iton si Regina sa gayong nasapit
at binata bagang dalita at saquit
ang mata at puso titingin sa Langit
at ang uiuicain ay Dios cong ibig.

Tangapin mo rin po yaring caloloua
sa aquing catauan cun mahiualay na
aco,i, patauarin sa guinamtang sala
sampuo nang sa aqui,i nagbigay parusa.

Papaguing dapatin ó Dios cong Poon
iyong patauarin ang lahat nang nagpusóng
sampuo nang lahat ngang naririto ngayon
na nagpapahirap sa aba mong campon.

At gayon din naman ang Ama co,t, Ina
na casihan mo rin nang mahal mong gracia
houag mong itulot sa manga pagsamba
sa magna anitong lic-ha ni Majoma.

Loobin mo nauang magbago ang loob
maisipan nila,i, matutong pumasoc,
sa bucas na pinto,t, matibay na bacod
nang minamahal mong anac na si Jesús.

At loobin mo rin ag macasalanan
na lalo na acong alipin mong tunay,
magbago nang lc ob sala,i, talicoran
nang sa bncuran mo,i, houag mahiualay.

Itong si Regina.i, sa pananalangin
pagtauag sa Dios loob na taimtim
nagunita niya ang sisiuang guilio
pagdaca,i. sa loob tinauag na tambing.

Ay sisiuang ibig narito na aco
sa laot nang hirap nang manga sabi mo
gayac na ang puso,t, malapit na aco
na macatatanao guinhauang totoo.

At cahima,t, aco ay lipos nang hirap
sinisigua naman nang dusang malacás,
nguni,t, malapit nang aco ay ipadpad
sa doongang touang ualang macatulad.

Saca ang sinabi sa tauong lahat na
na nanganonood sa gayong parusa,
tingnan ninyo ngayon abang si Regina
tunay na alipin nang Dios na Ama.

Cayong nangaritong matang nagmamasid
nitong binabatang dalita at saquit,
pucauin ang loob imulat ang isip
lisanin ang mundo na lilo,t, balauis.

Talicdan na ninyo lilong si Majoma
at ang manga licong tanang aral niya
lalang nang demoniogn lilo,t, palamara
doon sa infierno,i, siyang magsusugba.

Sapagca,t, sa mundo,i, ang anomang toua
ay paua ngang tunay manga balintuna,
ang nacacatulad ang asó at bula
na caracaraca,i, agad mauauala.
Itong si Olibrio,i, sa pinto,i, sumilip
at tinanao niya ang napagsasapit,
niyong si Reginang biniguian pasaquit
nang tigas nang loob sa hirap magtiis.
Napagmasdan niya,i, mnlayong mamatay
sa manga pahirap nilang ibinigay,
uica ni Olibrio sa soldadong tanán
aniya,i, sa cahoy madaling calagan.
At pasuin ninyo ang lahat nang sugat
sa catauan baga,t. nang lalong maghirap,
niyang masouain babaing sucab
at nang madali nang buhay ay mautas.
At cun mapaso na,i, ilúblob sa tubig
nang lalong magdamdam nang hirap at saquit,
saca hicayating siya ay magpilit
na sumamba ngayon sa manga Dioses.
Nguni,t, cun sacali,t, siya,i, aayao rin
ay agad ipasoc sa mabahong cárcel,
na sacdal nang dilim na calaguim-laguim
na dito sa mundo,i, ualang macahambing
Itong si Regina na cahabag-habag
ang boong catauan ay puno nang sugat,
sa manga soldados pinaso nang agad
yaong manga lamáng nagsisipagnacnac.
Nang mapaso nanga,i, caguiat isinugba
sa lamig nang tubig na nahahanda na,
lalong naragdagan ang saquit at dusa
niyong tinitiis abang si Regina.

Ano,i, sa hindi rin nila mahicayat
yaong quey Regina loob na matigas
sa galit nang manga soldadong marahas
sa dilim nang cárcel ipinasoc agad.
Alin caya bagang matipid na luha
ang hindi bumalong sa mata,i, bumaha
cun masilip ngani si Reginang aba
na ang manga lama,i, nagcalat sa lupa.
Itong si Regina na cahambal-hambal
ualang dinaramdam cundi cahirapan
dili macaupo,t, macahibic naman
at botó na halos ang boong catauan.
Sa laquing dalita ay nag inot-inot
cataua,i, pinilit siya,i, nacaluhod,
saca nanalanging tumauag sa Dios
paghingi nang tauad ang tangis nang loob.
Aniya,i, Dios co lubhang maauain
saclolohan ngayon ang abang alipin
patauarin mo po sa nagauang linsil
mulann pagca batang icao po,i, quilanlin.
Caya magdalitang icao po,i, mahabag
sa iyong alipi,t, aua mo,i, ilingap
ang loob co,t, puso,i, biguian mo nang lacàs
na dapat ilaban sa pasan cong hírap.
Yaring catauan co.i, hindi nagdaramdam
sa ano mang dusang canilang ibigay
bagcus ang loob co,i, natotoua naman
sapagca at ito,i, iyong calooban.
Caya po Dios cong maauaing Ama
calarahin ngayon ang abang oveja
houag hiualayan ang mahal mong gracia
uang hindi maraig nang tucsong bala na.

Cahit tadtarin ma,t, at gauin pang alaboc
yaring catauang co nang manga balaquiót
Diós na Poon co,i, huag moog itulot
magbago ang aquing sa iyo,i, pag-irog
At cahimat hindi sucat na itulad
at ni anino ma,i, malayong di hamac
ang aquing dalita sa quinamtang hirap
ni Jesús, ay icao sa aqui,i, ay mahabag.
At cun dumating na horas nang pagpanao
nang caloloua co sa aquing catauan
cahabagan mo po Dios cong maaalam
maguing dapat naua sa iyong harapan.
Itong si Regina sa dinaingdaing
niyong pagcaluhod sa loob nang càrcel
na dili maquita muc-ha ma,i, surutin
sadiang parusahan naag manga tacsil.
May isang milagro na caaya-aya
sa loob nang cárcel ay naquita niya
ang mahal na Cruz ni Jesus na Ama
magmula sa Langit sa lupa,i, humanga.
Saca ang liuanag ay ualang cabagay
daig pa ang arao nang caliuanagan
itong si Regina,i, tantong napamaang
sa naquitang yaon na cababalaghan.
Ang catacatacanng di sucat masabi
sa gayong liuanag na cauili-uili
aug di maralitang cahirapang iui
nitong si Regina, ang siyang cumasi.
Halos di nagdamdam nang anomang hirap
baga man at lipos catauan nang sugat
sa naquita niyang mahal naliuanag
siyang nacapaui nang dalitang lahat.

Sabihin ang toua at pasasalamat
nitong may dalitang nagcamit nang lunas
nguni,t, sa pagluhod ay di umaangat
sa arao at gabi sa Dios pagtauag.
Aquing ipagbalic sa taga Borgoña
na may nasang lubos sa pag-aasaua
mulang mapagmasdan hirap ni Regina
pumasoc sa loob ang dumamay siya.
Magmula na niyo,i, cusang tumalicod
doon cay Majoma,t, sa manga ídolos
tuloy nagbinyiaga,t, cusang napaloob
sa bacurang mahal nang Poong si Jesus.
Saca ang naisip sa Ciudad ay manao
at houag nang moui sa caniyang bayan
ang tinungo nanga,i, yaong cabunducan
at sino ma,i, ualang tauong nacamalay.
Nang dumating doon sa parang at gubat
may naquitang yungib malaqui,t. mataas
toua ay sabihin pumasoc nang caguiat
at inari niyang bahay na marilag.
Ang catauan niya,i, quinusang inapi
linisan sa mundo cayamana,t, puri
ang gaua na lamang sa arao at gabi
tumauag sa Dios sa sala,i, magsisi.
Doo,i, ualang gaua cundi ang tumauag
sa Dios na Poon nang sang maliuanag
at sa arao,t, gabi ay di lumilicat
sa catauan niya nang pagpapahirap.
Malaong panahong nagtahan sa bunaoc
minasarap niyang matamis sa loob
sa lahat nang oras ualang gaua halos
cundi manalangi,t, tumauag sa Dios.

Aquing ipagbalic doon cay Regina
sa dilim nang carcel biniguian nang dusa
mahiguit sang buan pagca lagay niya
cay Olibrio namang napag-alaala.

Yaong carcelero ay ipinatauag
nitong si Olibrio na lilo at sucab
carcelero naman ay biglang umaquiat
at sa Gobernador agad na humarap.

Uica ni Olibrio na ipinagsaysay
bunying carcelero ano na ang lagay
nang lilong babaying na sa bilangoan
ngayo,i, sabihin mo cun buhay ó patay.

Ang sa carcelerong sagot cay Olibrio
mulang ipasoc pong sundin ang utos mo
yaong si Regina,i, di tinitingnan co
at di natatanto ang lagay cun ano.

Nguni ang sa iyo,i, maipahahayag
ngayo,i, sumandaling icao maquimatiyag
madillm na cárcel bigay mong pahirap
nahalili roon ay sadyang liuanag.

Liuanag na yaon ay ualag camuc-ha
cud dito rin lamang sa balat nang lupa
at cahima,t, sinong doo,i, sumilip nga
may hapis mang puso,i, magcacamit toua.

Nang sa cay Olibriong yao,i, mapaquingan
nagulo ang loob at sinalacayan
nang malaquing galit na di ano lamang
tuloy si Regina,i, agad pinatingnan.

Yaong carcelero pagdaca,i, lumacad
binucsan ang cárcel at saca hinanap
yaong si Regina na lipos nang sugat
na nagdadalita nang lubos na hirap.

Itong inutusan nang maquita niya
na sa isang tabi yaong si Regina
doon na caluhod muc-ha ay masaya
dapoua,t, ang hirap ay ualang capara.
Sa maquitang gayon nitong inutusan
doon cay Olibrio ay ipinagsaysay
ang pinatingnan mong pinarurusahan
naluluhod doon at tunay na buháy.
Nang sa cay Olibriong gayon ay maringig
pagdaca,i, ang loob nagdoop nang galit
saca ang uinica ay lubhang mahigpit
bucas nang umaga ay putlan nang liig.
Itong si Regina,i, ualang malay-malay
nang daratning bucas nang caniyang buhay
sa pananalangin nang lubhan mataman
parang nacalimot naidlip pagcouan.
Ano ay sa gayong caniyang pag-idlip
uari may naquitang Angel na mariquit
linapitan siya,t, ganito ang sulit
uica cay Regina, ay pacatitiis.
Ang sasal nang sigua nang dusang marahas
at ang panganoring natacpan nang ulap
malapit na ngayong bucsan ang liuanag
sasaguipin ca na sa saquit nang lunas.
Licsihan ang loob guising nang madali
macacamtan mo na boong loualhati
at ang malaon ngang hirap mo,t, pighati
ang guinhauang bayad ualang pagcapaui.
At ang daratnin mong palad na maganda
bucas nang umaga ay ualang pagsala
caya ang loob mo ngayon ay magsaya
dagdaga,t, tibayan sa Dios pagsinta.

Siyang pagcaguising ay sa pagcaidlip
nitong si Regina na cahapis-hapis
cahit bungang tulog ang ahá nang dibdib
ang toua nang puso,i, ualang caholilip.

Itong si Regina na caaua-aua
na bucod sa hirap na dinadalita
ay sa madlang sugat dugo,i, naglalaua
nang pag-agos doon sa tuntungang lupa.

At magmula nangang isiled sa càrcel
mahiguit sang bua,i, hindi cumacain
at pinagbaualan ni Olibriong tacsil
caya,t, si Regina,i, nagumon sa liping.

Sino caya namang mag-ala aala
at magpapacain doon cay Regina
capag cay Olibriong yaon ay nataya
ay parurusahan na ualang pagsala.

Ngunit sa malaqui,t, tunay na pag-irog
nitong si Regina,t, pagsinta sa Dios
sa hirap ang naguing alio ang pagluhod
caya,t, sa pagcain siya,i, nacalimot.

Aquing ipagbalic dito cay Olibrio
niyong pag-uutos sa manga soldado
na pagcaumaga ay putlin ang ulo
niyong si Reginang na sa calaboso.

Nang maumaga na,t, ticang tutuparin
utos ni Olibriong tampalasa,t, balio
nasabing soldado,i, tinungo ang cárcel
abang si Regina,i, canilang cucunin.

Dumating sa cárcel binucsan pagdaca
at quinuha na nga abang si Regina
uica nang soldados diya,i, lumabasca
ulo mo,t, cataua,i, maghihiualay na.

Itong si Regina na caaua-aua
sa loob nang càrcel ay lumabas nanga
diman tumangui,t, sumunod na cusa
daig ang Corderong loob na mababa.
Habang lumalacad itong pupugutan
ang Dios na Poon ang tinatauagan
ang hingi sa Virgen siya,i, itangcacal
sa lahat nang tucso,t, hirap na cacamtan.
Pagdating sa plasa,i, ang ipinagturing
ó manga soldadong may dala sa aquin
yaring aquing ulo ay bago pugutin
payagan sandali na papagsabihin.
Yamang ito nanga,i, siyang cahanganan
niyaring maralitang buhay sa catauan
ang patauad ninyo sa aqui,i, pacamtan
tuloy naman acong sa inyo,i, paalam.
Matapus ang gayon caniyang mauica
ang mata sa Langit ay itiningala
uica,i, ó Dios co na di matingcala
saclolohan mo po nang mahal mong aua.
Acong alipin mo hamac na alaboc
caloloua,t, puso ay inihahandog
sa manga camay mo,t, gauin balang loob
sapagca,t, icao ang tunay cong Dios.
Malaqui ang saya munti yaring saquit
na handog sa iyo ó Dios cong ibig
at ang cahirapan aquing tinitiis
lubos ang pag-asang icao ang bibihis.
Nacaacma nanga ang tabac sa aquin
at yaring ulo co,i, sadiyang pupugutin
caya pagcapatid nang hiningang angquin
ang caloloua co ay iyong tangapin

Saca ang isa pang aquing inoola
sa iyo Dios co,t, maauaing Ama
baga man at tacsil ang Ama co,t, Ina
patauarin mo rin sa lahat nang sala.
At gayon din naman iyong saclolohan
nang mahal mong gracia hangang nabubuhay
nang sila,i, matuto nang pagsintang tunay
sa iyo Dios co,t, anito,i, talicdan.
Sampon nang naritong manga tauong lahat
na nganonood sa madla cong hirap
lalo ang may tangan niyong handang tabac
Dios na Poon co,i, biguian mong patauad.
At ang sisiua cong sa aqui,i, nag-acay
sa cabulagan co,i, nagturo nang daan
Dios na Poon co,i, huag mong bayaan
maualay sa iyong mahal na bacuran.
Nangusap na muli nang cahapishapis
yaring caloloua Dios co ay saguip
pacundangan na po sa hirap at saquit
ni Jesús na Poon na Anac mong ibig.
At sa iyo naman maauaing Virgen
na Ina ni Jesús sumacop sa amin
ang caloloua co ay iyong amponin
sa aquing catauan cun manao nang tambing.
Cayo naman tanang Angeles at Santos
piling manga Santang esposa ni Jesús
ang caloloua co ay inyong ihandog
sa tribuanal niyong maauaing Dios.
Catapusang uica bumuca sabibig
ó mapagcalarang JESUS, MARIA,I, JOSEF.
yaring aquing abang caloloua,i, saguip
at inyong i-adiya sa madlang panganib.

Manga uicang yaon ano,i, sa matapus
may isang soldadong mabangis ang loob,
sinabunutan na cay Reginang buhoc
at saca ang ulo ay biglang pinugot.

Siyang pagca patid nang tangang hininga
nang caaua-auang abang si Regina
ang tanang Angeles nanaog pagdaca
dala,i, isang laurel at dalauang palma.

Saca ipinutong ang laurel na taglay
sa ulo,t, ang palma nama,i, pinatangnan
sa dalauang camay nang santang marangal
toua ni Regina,i, hindi ano lamang.

Sabihin ang siyang ualang cahulilip
sa pagcacantahan ñang manga Angeles.
magmula sa lupa canilang dinapit
saca itinuloy sa Gloria nang Langit.

At yaon ngang Condeng sa bundoc nagtira
siyang nagsasabi na naquita niya,
sa manga Angeles, nang dinadala na
yaong caloloua ni Reginang Santa.

Sampon niyong tanang hirap na dinating
gayon din ang sugat nitong bunying Martir,
naquita rin niya na parang bitoin
niyong carilaga,t, manga pagniningning.

Dito na nahayag yaong pagca Santa
na hangang sa edad niyang labing lima,
icapitong arao nang Septiembre baga
nang dito sa mundo,i, manao ang hininga.

Yaong ualong daang di culang at higuit
tauong nacaquita cay Reginang saquit,
nangagbagong loob sa Dios nanalig
parapara namang nagtamo nang Langit.

Nang di na lumauig ay aquin nang putlin
quinaratnang buhay ni Reginang Martir,
buhay nang sisiua,i, di co na sabihin
Conde sa Borgoña naman ay gayon din.

Cahimanauari tayo nauang lahat
magtiis sa mundo nang dalita,i, hirap,
at nang tayo nama,i, pauang maguin dapat
magcamit nang Langit at guinhauang ganap.

Na para nga niyong Santang sacdal bait
sa madlang dalita,i, dunong na magtiis,
iguinanti naman sa hirap at saquit
nang Dios na Poon ang Gloria nang Langit.

Hanganan co rito yaring pagsasaysay
ang lubos na tauad sa aqui,i, pacamtan,
cnn ang salita co,i, namali,t, nagculang
alintanahin na,t, sa di carunungan.

Sa cumatha nito,i, ang hiling at pita
sa sinomang tauong may gustong bumasa
sacaling may culang at labis na letra
maguing capupunan ang bait po nila.

FIN

